# KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 39 BILANG 5 | BASAHIN AT TALAKAYIN | MAYO 2019


EDITORYAL

## Papanagutin ang rehimeng US-Duterte sa garapalang manipulasyon sa eleksyon

Sa katatapos na eleksyong 2019, walang habas na inarangkada ng rehimeng US-Duterte ang kanyang kampanyang kontra-rebolusyon at teroristang atake sa mamamayan na pangunahing tumatarget sa mga progresibo, ligal na organisasyon, oposisyon at mga inosenteng sibilyan. Inilunsad nya ang maruming laro at pandarahas sa lahat ng kanyang mga katunggali sa pulitika upang tiyaking maipanalo ang mayorya ng kanyang mga alipures at makonsolida ang pasistang paghahari nito sa reaksyunaryong gubyerno.

Kinontrol at ginamit ni Duterte ang buong makinarya ng reaksyunaryong gubyerno, ang COMELEC, AFP at PNP upang idikta ang magiging resulta ng reaksyunaryong eleksyon na pumapabor sa pagtatatag ng pasistang diktadura sa mga nalalabing taon ng kanyang termino. Garapalan ang ginawa nitong pandaraya sa eleksyon upang manipulahin ang resulta at tiyaking mailuluklok sa pusisyon yaong masusugid na tagasunod ng rehimen. Kinasabwat ng rehimen ang COMELEC bilang pangunahing instrumento nito sa pandaraya sa mamamayan. Nilunod sa mga teknikal na paglilinaw upang hindi sila maurirat kaugnay sa naganap na mga iregularidad mula sa paghahanda ng mga makinang gagamitin sa eleksyon hanggang sa pagsubaybay sa transmission ng mga boto matapos ang aktwal na botohan.

Sa kumpas ni Duterte at ng among imperyalismong US, ginamit na arena ng AFP at PNP ang midterm elections upang siraan ang mga progresibo at mga kandidato ng oposisyon. Nagwasiwas si Duterte ng narcolist at Oust Duterte Matrix upang bantaan at pipilan ang mga kalabang kandidato't oposisyon. Inilunsad din ng rehimen ang kampanyang demonisasyon at red-tagging at sari-saring intriga't disimpormasyon laban sa mga tumatakbong progresibong partido at indibidwal na tahasang tumutunggali sa pasistang paghahari ni Duterte. Pilit rin silang iniuugnay sa rebolusyonaryong kilusan at tinataguriang mga terorista.



KALATAS

Mayo 2019
TOMO 39 BILANG 5

NILALAMAN



*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan.*

*Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

*st.kalatas@gmail.com*

*balikwastk.wordpress.com*

Malinaw ang paglalatag ni Duterte ng landas tungo sa pagpapataw ng kamay-na-bakal na paghahari. Wala siyang panahon para bigyang-puwang ang sinumang tututol o lalaban dito. Sa labis na desperasyon, nagpakana si Duterte ng bagong anti-mamamayang kampanya para supilin ang kanilang pakikibaka. Sa bisa ng panibagong Joint Campaign Plan 'Kapanatagan' ng AFP at PNP, nabigyan ng higit na tulak ang anti-mamamayang National Task Force to End Local Communist Armed Conflict ni Duterte na bumibiktima sa lahat ng sektor sa lipunang Pilipino.

Aasahan ang mas matitindi pang pasistang panunupil ng mga armadong pwersa ng estado tulad ng Oplan Tokhang at Sauron na tumatarget ng inosenteng mga sibilyan.

Sa Timog Katagalugan, todo-todong naghahasik ng kontra-rebolusyonaryo at anti-mamamayang lagim ang AFP sa mga komunidad na pinaghihinalaang mga rebolusyonaryong base ng Partido Komunista ng Pilipinas at Bagong Hukbong Bayan.

Mula Abril 29 hanggang Mayo 4, muling binulabog ang mga komunidad ng mga Mangyan sa Mindoro ng aerial bombing at strafing ng AFP. Kinanyon ng howitzer at binomba ng mersenaryong 203rd Infantry Brigade ng Philippine Army ang mga sityo ng Brgy. Monteclaro ng San Jose, Occidental Mindoro at Brgy. Lisap ng Bongabong, Oriental Mindoro. Kasabay nito ang malawakang operasyong militar na inilunsad ng pinagsanib na pwersa ng AFP at PNP sa mga komunidad ng katutubong Mangyan.

Sapilitang pinasuko ng pasistang AFP ang 32 sibilyan mula sa San Jose, Occidental Mindoro na pinalalabas na mga Pulang mandirigma at kasapi ng Partido katulad din ng ginagawang sapilitang pagpapasuko sa mga lalawigan ng Batangas, Laguna, Rizal at Quezon sa ilalim ng Regiona Task Force-ELCAC.

Samantala, tuluy-tuloy ang mga inilulunsad na malakihan at malawakang operasyong militar sa mga bayan ng Quezon na pumipinsala sa mga katutubong Dumagat at Remontado. Habang sa mga lalawigan ng Rizal nagpakalat ng balita ang 2nd ID ng pekeng labanan at huwad na operasyon ng panghuhuli sa mga diumano'y Pulang mandirigma.

Pinatitindi ng AFP ang kanilang kampanyang say-ops kasabay ng walang puknat na pasistang pag-atake sa mga demokratikong karapatan ng mamamayan. Sa hibang na layuning tuluyang durugin ang Pulang hukbo, walang humpay na ginagalugad ng mga pasistang tropa ang mga komunidad upang diumano'y pagkaitan ng suporta ang hukbong bayan at wasakin ang mga rebolusyonaryong base.

Subalit bigo pa rin si Duterte na patahimikin ang nakikibakang mamamayan. Nagpupuyos ang kanilang galit ngayon sa gitna ng ginawang pandaraya at manipulasyon sa naganap na eleksyon. Higit pa rito, sinisingil nila ang rehimen sa walang patumanggang karahasang inihahasik nito laban sa inosenteng mga sibilyan sa tabing ng kanyang gera kontra-droga at kontra-terorismo.

Patuloy na iinog ang kasaysayan sa landas ng demokratikong rebolusyong itinataguyod ng masang anakpawis, ng mga inaapi at pinagsasamantalahan. Ito ang Marxistang aral ng kasaysayan na hindi kailanman mapipigilan ng rehimeng US-Duterte anuman ang kanyang gawin. Rebolusyon ang susupil sa lahat ng reaksyon. Sa pamamagitan ng rebolusyonaryong armadong pakikibaka, aagawin ng mamamayan ang kapangyarihang pampulitika at palalayain ang sambayanang Pilipino mula sa gapos ng pambubusabos, pang-aapi at pagsasamantala. K

# Ipagtanggol ang mga tagumpay ng uring manggagawa! Ipaglaban ang makatwirang sahod at karapatan sa trabaho! Ibagsak ang tiranikong rehimeng US-Duterte!



*Pahayag ng Komiteng Rehiyon ng Timog Katagalugan*
*Mayo 1, 2019*

Ngayong Mayo Uno, ginugunita ng mga manggagawa sa buong daigdig ang mga tagumpay na nakamit ng buong uring proletaryado laban sa kapitalistang pagsasamantala at pang-aapi at sa pagbubuo ng sariling lakas upang maitayo ang lipunang tunay na kumakatawan sa kanilang makauring interes—ang Sosyalismo.

May isanlibo't isang dahilan upang ipagdiwang ng uring manggagawa ang Mayo Uno. Sagisag ito ng mahirap na buhay at kamatayang pakikibaka ng uri upang makamit ang walong oras na paggawa kada araw at sa pagpapabuti ng kalagayan sa paggawa. Pinanday at pinatining sa kamalayan ng uring manggagawa ang pangangailangang buuin ang kanilang lakas sa ideolohiya, pulitika at organisasyon upang hawanin ang landas sa pagtatayo ng sarili nilang kapangyarihan sa lipunan. Ang tagumpay na ito ay dinilig ng dugo at pinagbuwisan ng maraming buhay ng uring proletaryado sa mga piketlayn, mga welga at demonstrasyon sa lansangan upang tubusin ang sarili mula sa pagkaalipin ng kapital.

Nagsasabwatan ang internasyunal na burgesya at mga oportunista sa kilusang paggawa na bawiin at ipawalang-bisa ang mga tagumpay na nakamit ng kilusang manggagawa sapul ika-18 siglo. Marahas na ipinapataw ng imperyalismong US ang neoliberal na patakaran upang patuloy na pumiga ng dambuhalang tubo sa kapariwaraan ng mga manggagawa at mamamayan ng daigdig.

Sa ilalim ng paghahari ng pasistang rehimeng US-Duterte, patuloy na pinahihirapan ang masang manggagawa ng mga kontra-manggagawang patakaran at batas tulad ng aliping pasahod at *2-tiered wage system*, kontraktwalisasyon at pleksibilisasyon sa paggawa, mala-Nazi na pamamalakad sa mga engklabong industriyal, pagbabawal sa karapatang mag-unyon at magwelga, kriminalisasyon sa kilusang manggagawa, patung-patong na buwis at mga bayarin para sa mga serbisyong panlipunan, sumisirit na presyo ng mga bilihin at labis na kahirapan.

Ang pagiging atrasado, agraryan at pre-industriyal ng Pilipinas ang sanhi ng kronikong kawalan ng hanapbuhay at lumulobong hukbo ng labis na paggawa. Ito rin ang sanhi ng papalaking bilang ng mga migranteng manggagawa sa bawat taon. Hindi kailanman nilulutas ng programang Build, Build, Build ni Duterte ang kawalang empleyo sa Pilipinas. Sa katunayan, lumiit pa nang 387,000 ang bilang ng mga Pilipinong may trabaho noong Enero at bumagsak pa sa 81,000 ang abereyds na bilang ng bagong mga trabaho na taunang nalilikha sa ilalim ni Duterte o wala pa sa 10% kumpara sa taunang abereyds na 825,000 noong nakaraang dekada. Ang tunay na tantos ng disempleyo ay tinatayang nasa 9.8% at maaaring tumaas pa kung bibilangin ang mga kulang sa trabaho. Ngayong Mayo Uno, sa harap ng milyun-milyong walang trabaho, ang tanging maiaalok lamang ni Duterte ay 200,000 trabaho sa mga *job fair* para sa mga *construction* na maaari lamang tumagal ng ilang buwan.

Ang kaaba-abang kalagayan ng uring manggagawa at mamamayang Pilipino ang nagtuturo na kailangang hawakan nila ang pagguhit sa sariling kapalaran at tubusin ang buong sambayanan mula sa mapagsamantala at mapang-aping sistema. Kaisa ng sambayanan ang Partido Komunista ng Pilipinas—ang partido ng proletaryong Pilipino—sa katuparan ng adhikaing ito hindi lamang para sa buong uring manggagawa kundi para sa lahat ng demokratikong uring inaapi at pinagsasamantalahan ng imperyalismo, pyudalismo at burukrata-kapitalismo.

Sa kasalukuyan, pinamumunuan ng Partido Komunista ng Pilipinas ang 2-yugtong rebolusyon sa bansa upang itatag ang demokrasyang bayan at sosyalismo sa malapit na hinaharap at ganap na palayain ang masang api at pinagsasamantalahan. Katulong ng Partido ang Bagong Hukbong Bayan at National Democratic Front of the Philippines sa katuparan ng layuning ito. Tinatawagan ng PKP ang buong uring manggagawa at sambayanan na matatag na lumaban at magkaisa upang ibagsak ang naghaharing sistemang panlipunan ng mga malalaking kumprador-panginoong maylupa at burukrata kapitalista na kinakatawan ngayon ng rehimeng US-Duterte.

***Mabuhay ang Uring Manggagawa!***

***Mabuhay ang CPP-NPA-NDFP!***

***Mabuhay ang Demokratikong Rebolusyon ng Bayan!***

***Mabuhay ang Sambayanang Pilipino!***

***Ibagsak ang pasista at tiranikong rehimeng US-Duterte!***

***Itayo ang Demokratikong Gubyernong Bayan sa buong bansa!***

### *Masahol na kalagayan ng manggagawa sa ilalim ng rehimeng US-Duterte*

## Baon sa kahirapan, sinisiil ang karapatan

Pasahol nang pasahol ang kalagayan ng manggagawa sa malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino. Mula sa tumitinding pasakit ng imperyalismo, lumalaganap ang krisis pang-ekonomya at pampulitika na sumasalanta sa manggagawang Pilipino. Nagdudulot ang patung-patong na krisis ng mas malubhang pagsasamantala at pang-aapi sa uring manggagawa na pinalalala pa ng mapaniil na mga patakaran ng rehimeng US-Duterte.

Araw-araw hinaharap ng dalawang milyong manggagawa sa Timog Katagalugan ang kalunos-lunos na kalagayan sa paggawa. Kabilang rito ang halos kalahating milyong manggagawang nagtatrabaho sa mga engklabong industriyal sa CALABARZON. Nililikha nila ang yaman ng mundo, subalit baon sila sa walang kaparis na kahirapan at pagsasamantala.

**Walang yaman, walang bukas**

Pinabababa pa ng kapitalista ang sahod ng manggagawa upang higit na mapalaki ang kanyang tubo, kasabay ng iba pang iskema gaya ng kontraktwalisasyon, pagsasagad sa trabaho ng mga manggagawa at pagbili ng mga teknolohiyang magpapalaki sa produksyon. Sinusuhayan ng estado ang ganitong kasakiman sa tubo sa pagtatayo ng mga *regional wage board* na kasabwat ng mga kapitalista sa pagpapako sa sahod sa napakababang halaga.

Sa TK, umiinog sa P300-400 kada araw ang sahod. Napakalayo nito sa kinakailangang P1,050 na arawang sahod upang mabuhay nang disente ang isang pamilyang may limang miyembro. Kung magbibigay man ng umento sa sahod, napakaliit nito at halos wala na ring halaga dahil sa implasyon at pagsirit ng presyo ng mga bilihin dulot ng TRAIN Law.

Dagdag na inhustisya sa mga manggagawa ang pag-iiba-iba ng sahod batay sa estadong pang-ekonomya ng lugar. Halimbawa, ang isang manggagawang nagtatrabaho sa tinatawag na mga *extended metropolitan area* tulad ng mga lungsod sa San Pedro, Laguna at Cainta, Rizal ay sumasahod ng minimum ng P400 kada araw. Samantala, ang manggagawang sa Candelaria, Quezon, o Santo Tomas, Batangas, mga itinuturing na mga *first-class municipality* lamang, ay kumikita ng P368.

Lalong mababa ang sahod sa mga tinaguriang *fourth, fifth* at *sixth class municipalities* kung saan nakasandig ang lokal na ekonomya sa agrikultura sa halip na industriya. Kung tutuusin, mekanismo lamang ang pag-iiba ng sahod upang makatipid ang mga kapitalista sa gastos sa mga probinsya.

Lalo pang babagsak ang sahod sa sistemang *'two-tier' wage*, kung saan may *floor wage* at *productivity wage* na nagmimistulang insentibo para sa produktibidad ng mga manggagawa. Porma rin ito ng pagpapahirap sa manggagawa na kailangang magdoble-kayod para lamang makatanggap ng katiting na umento sa sahod. Sa sistemang ito, tinanggal na mismo ang minimum na sahod.

Isa sa mayor na kondisyon kaya napapanatili ang napakababang sahod ay ang malaki at lumolobong reserbang hukbo ng paggawa sa bansa. Sa loob ng tatlong taon ay bigo ang rehimeng US-Duterte na lumikha ng substansyal na bilang ng bagong trabaho. Anumang bagong trabaho na diumano'y nalilikha ay kulang pang pambawi sa mga trabahong nawala at karamiha'y pansamantalang trabaho lamang sa konstruksyon ng mga gusali at *obras publicas* sa ilalim ng programang Build, Build, Build.

**Busabos ng lipunan**

Bukod sa mababang sahod at kakulangan sa trabaho, hinaharap ng manggagawang Pilipino ang kontraktwalisasyon. Ang kalakaran ng 'endo' at iba pang anyo ng pleksibilisasyon sa paggawa ay binigyang daan ng RA 6715 o Herrera Law na nagtanggal sa mga regulasyon sa pag-eempleyo alinsunod sa neoliberal na patakaran ng mga imperyalistang kapangyarihan.

Magtatatlong dekada na ang Herrera Law na ipinasa ng rehimeng US-Corazon Aquino noong 1989, at ngayon, halos 90% ng manggagawa sa buong bansa ang kontraktwal.

Sa TK, walo hanggang siyam sa 10 manggagawa ang kontraktwal sa iba't ibang kaparaanan — may direktang kontraktwal sa kumpanya, kontraktwal mula sa ahensya o kooperatiba, *project-based* o tali sa isang tiyak na proyekto, at maging mga estudyanteng *on-the-job* at mga nagsasagawa ng *technical-vocational course* sa *senior high school* o bilang hiwalay na kurso ng pag-aaral.

Matinding pagsasamantala ang dinadanas ng mga kontraktwal na manggagawa. Bulnerable sila sa iba't ibang porma ng pang-aabuso hindi lamang ng pinagtatrabuhahan nilang kumpanya kundi maging ng mga *recruitment* at *manpower agency* na kumukuha sa kanila. Talamak ang mga



iligal na kaltas sa sahod, paniningil ng samu't saring bayarin, hindi makataong kondisyon sa paggawa, at pag-aalimura ng *management* sa mga manggagawa.

Mga malalaking kapitalista mismo at kanilang mga ahente ang nagmamay-ari ng mga *manpower agency* at *service cooperative* na nagsusuplay ng mura at kontraktwal na lakas-paggawa sa mga pagawaan at maging sa malalaking restawran, *fastfood*, at iba pa. Ang mga pulitiko rito sa TK ay kasosyo sa ganitong mga tipo ng negosyo na ginagamit ding balon ng boto tuwing eleksyon.

Sa lala ng dinadanas ng mga kontraktwal ay pumutok ang iba't ibang laban para sa regularisasyon ng mga manggagawa. Nagtagumpay ang pagkilos ng mga manggagawa na pwersahin ang reaksyunaryong gubyerno na iutos ang pagreregularisa sa mahigit 30,000 kontraktwal, subalit sadyang hindi papayag ang mga kapitalista na anihin ng mga manggagawa ang tagumpay na ito. Dahil sa kawalang-pangil ng mga batas at pagpanig ng rehimen sa mga kapitalista, nagpapatuloy ang iligal na pagtatanggal sa trabaho ng mga nagprotesta at pagbinbin sa regularisasyon tulad ng nangyari sa laban ng mga manggagawa ng Coca-Cola noong 2018.

Bukod sa pag-atake sa kabuhayan, ang mga tinurang iskema sa sahod at kontraktwalisasyon ay may layuning idisorganisa ang mga manggagawa at pigilang mabuo ang kanilang pagkakaisa. Sa sistemang *two-tiered wage,* nililikha ng mga kapitalista ang atmospera ng kumpetisyon para sa insentibo habang tahasang ipinagbabawal ang pag-uunyon ng mga kontraktwal ayon sa reaksyunaryong batas.

**Dahas ng kapital**

Araw-araw dinadahas ng kapitalista ang mga manggagawa upang pigilan silang mag-organisa at itaguyod ang kanilang mga karapatan sa pagawaan.

Marami nang mga pagawaang naglalagay ng mga *CCTV camera* na nakatapat sa mga manggagawa upang manmanan ang kanilang kilos sa loob ng pagawaan, at may nakahandang mga *notice to explain* o maging pagsasampa ng mga kasong maaring magtanggal sa kanila sa trabaho.

Karaniwan sa mga pagawaan ang taktikang *carrot-and-stick* na dalawahang panlilinlang at paniniil sa mga manggagawa, laluna sa mga nais magtayo ng unyon. Sinusuhulan ng pera at promosyon ang ilang mga nagnanais magtayo ng unyon at mga lider-manggagawa. Dinadala ang mga manggagawa sa mga *resort* at kainan kung saan sila kinukumbinsi ng mga kapitalista na bumoto kontra sa pagtatayo ng unyon. Binabantaan naman ang mga nakikitang namumuno sa mga inisyatibang ito.

Ang sinumang nangangahas pa ring lumaban ay humaharap sa direktang pasismo ng AFP-PNP. Mahaba na ang listahan ng mga kaso ng marahas na pagbuwag sa mga piketlayn, paniniktik ng mga ahente ng militar sa mga lider-manggagawa, hanggang sa pagdukot at pagpatay sa mga manggagawa. Pinakahuling kaso ang ginawang marahas na dispersal sa piketlayn ng mga manggagawa ng Middleby sa Laguna noong 2018.

Nilarga simula 2018 ng PNP CALABARZON sa pamamagitan ng Regional Intelligence Division nito ang serye ng mga porum sa mga pagawaan at sa mismong himpilan nito sa lungsod ng Sta. Rosa, Laguna. Sa mga porum, pinalalabas ng PNP na gawaing terorista ang pagtatayo ng mga unyon upang takutin ang mga manggagawa. Aktibo ring naniniktik ang mga militar at pulis sa mga lider ng unyon sa malalaking pagawaan.

Pihadong titindi ang mga atake sa manggagawa sa pamamagitan ng katatayo-lamang na Regional Task Force to End Local Communist Armed Conflict (RTF-ELCAC). Inaasahan sa rehiyon ang mga mala-tokhang na pagmasaker sa mga lider-masa at pinuno ng mga unyon gaya ng nangyayari sa Negros, Samar at Bikol.

Sadyang walang kaligtasan ang manggagawa sa hagupit ng malapyudal at malakolonyal na lipunan. Napakasahol ng kanilang kalagayan sa ilalim ng rehimeng US-Duterte--maliit ang sahod, walang istableng trabaho, hindi makasabay sa taas ng presyo ng mga bilihin at biktima ng dahas ng estado. Ito ang nagtutulak sa manggagawa na magbalikwas at suungin ang landas ng rebolusyon.

Upang ganap na baguhin ang naghaharing sistema, kailangang lagutin ng manggagawa kasama ang iba pang aping uri ang ugat ng pagsasamantala. Hamon sa uring manggagawa na tanganan ang kanilang papel na pamunuan ang demokratikong rebolusyong bayan sa lahat ng larangan—mula sa ligal na pakikibaka hanggang sa pagsusulong ng digmang bayan.

**endo - pinaiksing tawag sa end of contract*



# Proletaryong Pilipino, pamunuan ang rebolusyon hanggang sa tagumpay!

Taglay ng proletaryado ang pinakaabanteng diwa at praktika na kinakailangan upang matransporma ang nabubulok na sistema tungo sa isang sosyalistang lipunan. Sa lipunang ito, mangingibabaw ang interes at kapakanan ng nakararami sa kasakiman ng iilan para sa tubo. Ilalatag nito ang mga kondisyon sa higit pang pagpapaunlad ng lipunan tungong komunismo. Ito ang ultimong layunin ng rebolusyon na pinangungunahan ng uring manggagawa.

Kabilang sa mga proletaryong pinuno ng rebolusyon sina Ka Fort at Ka Ruben, mga martir na kumakatawan sa kadakilaan ng nagrerebolusyong anakpawis.

**Ka Fort: Tunay na komunistang manggagawa**



Masipag, mapagbigay at matapang. Ito ang mga salitang panglarawan ng mga kasama kay Ka Fort, ang bantog na lider-manggagawa na naging mukha ng pakikibaka ng mga unyonista sa Nestlé Philippines.

Anak ng isang miyembro ng HUKBALAHAP si Diosdado “Ka Fort” Fortuna. Ipinanganak noong Nobyembre 18, 1954, lumaki siya sa Hacienda Yulo sa Canlubang, Laguna. Nakapagtapos siya ng elementarya at hayskul subalit hindi na nagawang makapagkolehiyo dahil sa hirap ng buhay. Taong 1976 ay pumasok na siyang manggagawa sa Milo na kalauna’y naging Nestlé.

Aktibo si Ka Fort sa unyon sa Cabuyao Plant, at noong maagang bahagi ng 1980s ay naitalaga nang *shop steward* nito. Kasama siya sa welga sa Cabuyao Plant noong 1987 na marahas na dinispers ng 224th Philippine Constabulary Company at mga pribadong tauhan ng Nestlé. Matinding panggigipit ang inabot ng mga manggagawa sa Nestlé. Tinanggal nito sa trabaho ang lahat ng nasa pamunuan ng organisasyon hanggang sa tuluyang madurog ang unyon. Sinundan pa ito ng walang-awang pagpatay sa pangulo ng unyon na si Mel Roxas sa mismong harap ng planta noong 1989.

Ganito man ang kalagayan, matatag na tumindig si Ka Fort bilang pinuno ng unyon. Sa kanyang pamumuno, pinasigla ang pagpapasapi sa unyon. Pinalakas rin ang sangay ng Partido sa lokalidad. Nakapaglunsad ng mga bagong laban na nagtulak sa kumpanya na magbukas sa negosasyon sa mga manggagawa.

Liban sa pagiging lider ng unyon, tumangan din si Ka Fort ng susing posisyon sa iba’t ibang pamprobinsya, pangrehiyon at pambansang organisasyon at alyansa. Pangulo ng mga pangulo kung siya’y tawagin ng mga kasama sa dami ng kanyang mga pinamunuang organisasyon. Pinangunahan niya ang Oust Gloria Coalition sa gitna ng matinding panunupil ng Oplan Bantay Laya ng rehimeng US-Arroyo.

Dahil bantog na lider-masa, karaniwan na kay Ka Fort ang makatanggap ng mga banta sa kanyang buhay. Hindi niya iniinda ang mga ito sa pangangatwirang wala siyang ginagawang masama.

At kung sakaling sya’y paslangin, ani Ka Fort, “May sampu pang papalit, ituloy lang ang laban.”

Pinaslang si Ka Fort noong Setyembre 22, 2005 ng pasistang rehimen at ng mga ganid na kapitalista ng Nestlé. Isa siya sa napakaraming biktima ng *extrajudicial killings* ng rehimeng US-Arroyo, at hanggang ngayon, wala pang nananagot para sa malagim na pagpatay sa kanya.

**Ka Ruben: Proletaryong kumander ng Pulang hukbo**



Kilala si Ka Ruben na matapang at mahusay sa digmaan. Sa isang depensibang labanan noong 2002, ginawa niyang *automatic* ang *rifle grenade launcher*. Nagpaulan siya ng 24 bala sa mga kaaway sa loob ng ilang minuto. Sinagip nito ang buhay ng mga nasa *main body*, na noo’y napaatras na ng mga kaaway na umaatake sa platun.

Matapang sa labanan, subalit napakalambot ng puso ni Ka Ruben pagdating sa mga kasama. Maunawain siya at madaling lapitan ng masa at kasama. Sa mga parangal para sa mga martir, panay ang kanyang singa at pahid ng luha.

Tubong San Pablo, Laguna si Cesar “Ka Ruben” Batralo na kilala rin bilang Ka Edmund. Manggagawa ang kanyang tatay sa Franklin Baker, isa sa mga desikadura na unang kinilusan sa TK. Bata pa lang ay minulat na si Cesar ng kanyang ama na isang unyonista.

Matapos mag-aral ay nagtrabaho si Cesar sa Franklin Baker. Doon sa pagawaan ganap siyang namulat at nagsimulang mahubog bilang rebolusyonaryo. Nag-organisa siya ng mga kapwa manggagawa at maralita sa bayan. Di nagtagal, sumapi siya sa armadong bisig ng rebolusyon, ang Bagong Hukbong Bayan.

Sa Laguna naging Ka Edmund si Cesar. Dito nahasa siya sa gawaing militar, partikular sa armadong pagkilos sa mga kabayanan. Nirekrut siyang maging miyembro ng grupong isparo noong dekada ‘80. Bandang 1993, ipinakat siya sa Rizal na noo’y saklaw pa ng komite ng Laguna.

Nang itinayo ang komiteng probinsya ng Rizal, hinirang na kalihim si Cesar, na noo’y Ka Ruben na.

Inabot ni Ka Ruben ang Rizal sa isang mahirap na yugto. Halos isang iskwad ng Hukbo ang nawala sa teritoryo. Kasagsagan ng IDKP sa panahong ‘yun at nagwawasto pa ang teritoryo mula sa mga dating kalabisan.

Sa pagtalima sa kilusang pagwawasto at sa pamumuno ng Partido, unti-unting lumakas ang Hukbo sa Rizal at nakatayo sa sarili nitong paa. Sumigla ang pagpapasampa sa Hukbo hanggang maabot nito ang lakas-kumpanya. Si Ka Ruben ang kalihim ng komite ng Rizal nang yanigin ang Maynila ng maiingay na taktikal na opensiba ng BHB sa huling bahagi ng dekada ’90.

Marami pa sanang maiaambag si Ka Ruben kung hindi lamang siya nawala noong 2006. Dinukot siya at pinatay ng mga pasistang militar at magpahanggang ngayon ay hindi pa natatagpuan ang kanyang mga labi.

Kabilang si Ka Ruben sa mga martir ng rebolusyon. Bilang pagkilala, ipinangalan sa kanya ang kumand ng BHB sa Laguna kung saan siya ipinanganak.

Pinanghawakan nina Ka Fort at Ka Ruben ang dakilang proletaryong tungkulin na pamunuan ang rebolusyon hanggang sa kanilang huling hininga. Nabuwal sa gitna ng marubdob na pakikibaka, habambuhay silang dadakilain ng mamamayang buong puso nilang pinaglingkuran. Laksa-laksang manggagawa ang susunod sa kanila at magsusulong ng rebolusyon hanggang sa maabot ang tagumpay! K

*LATHALAIN*

# Eleksyong 2019: Talamak na panloloko at pandaraya ng rehimeng US-Duterte

Tulad ng mga nakaraang eleksyon, nailuklok na naman sa estado poder ang mga suking kriminal, magnanakaw, kurakot at hayok sa kapangyarihang mga naghaharing-uri. At tulad ng inaasahan, tiniyak ni Duterte na makaupo sa senado at kongreso ang mga alipures niyang animo’y mga langaw na umaaligid sa dumi ng kalabaw.

Susi at mahalagang pagkakataon ang *midterm elections* 2019 para kay Duterte upang maisakatuparan ang kanyang maiitim na balak. Kaya’t lahat ng rekurso at pambabraso ay ginamit niya upang sukdulang isagasa ang kanyang paghahari. Niluto na niya ang resulta ng eleksyon bago pa man ang mismong Mayo 13.

Sa Timog Katagalugan, tumagos ang pagmamanipula ni Duterte sa halalan. Kapansin-pansin ang pagdomina ng PDP-Laban at ilan pang mga partido ng naghaharing uring sunud-sunuran sa kumpas ng rehimen sa mga susing posisyon saanmang bahagi ng rehiyon. Ang mga ito ay pawang mga dati nang naghaharing dinastiyang pulitikal sa rehiyon na nagpatawid-tawid na ng mga papanigang naghaharing partido sa ngalan ng kapangyarihan. Sila yaong may mahahabang rekord ng krimen, korupsyon at paninikluhod sa interes ng mga lokal na naghaharing-uri kundi maging ng dayuhang kapital.

**Cavite.** Tampok ang pagkapanalo ng mga partidong PDP-Laban, Nacionalista Party (NP), National Unity Party (NUP) at Nationalist People’s Coalition (NPC). Namayagpag muli ang angkan ng mga Revilla at Remulla laban sa kampo ng mga Malicsi sa labanan sa pagkagobernador at kongresista. Nanalo si Jonvic Remulla bilang gobernador at Ramon Jolo Revilla III naman bilang bise gobernador. Napanatili naman ng mga Barzaga, Abaya, Loyola at Tolentino sa kani-kanilang mga distrito ang kanilang paghahari. Samantala, nanalo naman nang walang kalaban sa iba pang mga distrito sina Advincula at Ferrer.

**Laguna.** Hawak ng PDP-Laban ang mga posisyon mula antas probinsya hanggang sa kalakhan ng mga distrito nito. Nanalo si Ramil Hernandez bilang gobernador at Karen Agapay naman bilang bise gobernador. Nanaig ang mga Hernandez, Fernandez, Alonte at Agarao ng PDP-Laban sa mga distrito. Nakapanatili din ang mga Chipeco at Aragones ng NP sa kanilang mga distrito.

**Batangas.** Nakopo ng PDP-Laban ang posisyon ng gobernador at bise gobernador sa mukha nina Dodo Mandanas at Mark Leviste kasama si Ma. Theresa Collantes bilang kongresista sa isang distrito. Nakapanatili naman sa kani-kanilang mga distrito ang pangalan ng mga Recto at Ermita kasama ang mga Abu, Bolilia at Mariño bilang mga representante ng NP.

**Rizal.** Naghahari pa rin ang mga Ynares sa pangunguna ni Nini Ynares sa pagkagobernador. Nanalo naman si Reynaldo San Juan sa pagka-bise gobernador habang nananatili sa poder ang mga Duavit, Puno at Acop. Hawak din ngayon ni Fidel Nograles ang isa sa mga distrito nito.

**Quezon.** Nananatili ang pagdomina ng mga Suarez sa mga posisyon sa antas probinsya at ilang mga distrito nito. Nanalo si Danny Suarez sa pagkagobernador habang sina David at Aleta Suarez

ay nahawakan ang posisyon sa mga distrito nito. Nakapagpanatili din sa poder ang mga Nantes bilang bise gobernador at sina Mark Enverga at Helen Tan naman sa pagiging mga kongresista.

**Oriental Mindoro.** Namayagpag ang PDP-Laban sa pag-upo ni Bonz Dolor bilang gobernador, Cajojo Perez sa pagiging bise gobernador at Doy Leachon bilang kongresista sa unang distrito. Nanalo rin ang dating gobernador na si PA Umali bilang kongresista sa ikalawang distrito ng lalawigan.

**Occidental Mindoro.** Nakaupo ngayon bilang bagong gobernador si Ed Gadiano at Peter Alfaro bilang bise gobernador. Nakapanaig pa rin sa poder ang mga Sato sa pag-upo naman ni Nene Sato bilang kongresista.

**Palawan.** Dominado ng PPP ang mga posisyon mula pagka-bise gobernador hanggang sa ilan pang mga distrito. Nanalo si Dennis Socrates bilang bise gobernador habang nakaupo naman bilang mga kongresista sa dalawang distrito sina Beng Abueg at Jr Acosta. Nakaupo din ngayon ang mga Alvarez. Nanalong gobernador si JC Alvarez at kongresista naman si Chicoy Alvarez.

**Marinduque.** Pinaghaharian ngayon ng PDP-Laban ang paghawak sa kapangyarihang pampulitika sa lalawigan sa pangalan ng mga Velasco kapwa sa antas gobernador at kongresista sa isang distrito nito. Si Doc Baccoro naman ang nanalo bilang bise gobernador.

**Romblon.** Nanalong gobernador si Riano Otik at Dongdong Ylagan bilang bise nito. Nananatili pa rin ang pananaig ng angkan ng mga Madrona sa pag-upo naman ni Budoy Madrona bilang kongresista.

Ultimong layunin ng pandaraya sa eleksyon ni Duterte ang maipwesto ang kanyang mga kasapakat at makopo ang kontrol sa Senado at Kongreso upang baguhin ang reaksyunaryong Konstitusyong 1987 at maitulak ang kanyang pangarap na pederalismo. Kailangan niyang makonsolida ang buong administrasyon upang tanggalan




ng boses ang mga elementong namumuhi at lumalaban sa kanya.

Tulad ng nagdaang mga panahon, walang maaasahan ang mamamayan ng TK sa naging resulta ng nakalipas na eleksyon. Nasubok na ang kainutilan ng mga kinatawan ng naghaharing dinastiyang pulitikal sa kinaharap na mga sosyo-ekonomikong problema ng bansa laluna ang krisis sa pagkain. Tiyak na hindi rin ipagtatanggol ng mga alipures ni Duterte ang mamamayan sa pasismong hatid ng walang-patumanggang militarisasyon sa kanayunan dahil ang pangunahin nilang among si Duterte ang siya mismong utak ng paghahasik ng karahasan at teror sa buong bansa.

Higit lamang na inilantad ng nakalipas na eleksyon at garapalang pandaraya ng pangkating Duterte ang kabulukan at kahungkagan ng ehersisyong pulitikal sa ilalim ng malakolonyal at malapyudal na sistema ng bansa. Lalong lumilinaw para sa mamamayan na walang ibang landas sa pagkakamit ng kanilang demokratikong mga kahilingan at buhay na masagana kundi ang pagtalunton sa landas ng rebolusyon at itatag ang sarili nilang gobyernong bayan. Taliwas sa kasalukuyang naghaharing sistema, kapag naitayo na ang demokratikong gubyernong bayan, magkakaroon ng mga representante ang bawat inaaping uri upang magkaroon ng boses sa paggugubyerno. Tanging ang gobyernong ito ang gagarantiya sa tunay na demokrasya at kalayaang malaon nang hinahangad ng sambayanan. K

## Ang mga Mangyan ng Mindoro

# Pwersa para sa rebolusyon upang kamtin ang ganap na kalayaan

Mangyan ang kolektibong katawagan sa anim (6) na mayor na mga grupong etno linggwistiko—ang Iraya, Alangan, Tadyawan, Buhid, Hanunuo at Tao-Buhid. Ang mga Mangyan ang pambansang minorya sa isla ng Mindoro. Binubuo nila ang halos 17 porsyento ng populasyon ng isla. Sila ang mga naunang tao sa isla ng Mindoro, nanirahan at nagpayaman sa baybayin at kapatagan ng isla hanggang sa maitaboy sa kagubatan at kabundukan.

**Sistema ng lipunan at pamumuhay ng mga Mangyan**

Angkanan ang naging malaganap na sistema ng pagkakaorganisa ng lipunang Mangyan. Hindi na sila nagkaroon ng pagkakataong umunlad patungo sa sistemang tribu o sultanato na may mas maunlad na sistema ng pamumuno, produksyon, hustisya at depensa dahil sa pananakop ng mga dayuhan hanggang sa pag-iral ng kasalukuyang malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino.

Ang mababang antas ng lipunang Mangyan ay kakambal ng atrasadong antas ng moda ng produksyon. Pangunahing nabubuhay ang mga Mangyan sa pagbubungkal ng lupa sa pamamagitan ng pagkakaingin at maliitang pagsasaka gamit ang mga simpleng kasangkapan. May ilan sa kanila na nag-aalaga ng mga hayop para kainin at ibenta. Malaganap pa rin ang pangangaso at pangangalap ng pagkain mula sa malawak na kagubatan. Sa matagal na panahon, nabuhay sila sa pitak-pitak at palipat-lipat na pagkakaingin. Ibinunsod nito ang kamalayan ng pagbibigay halaga sa karapatan sa tanim at mga bunga nito (*farm rights*) at hindi sa karapatan sa lupa (*land rights*) na sinamantala ng mga mangangamkam para agawin ang kanilang lupaing ninuno.

**Diskriminasyon, pagsasamantala at pang-aapi sa mga Mangyan**

Kwento ng makauring diskriminasyon, pagsasamantala at pang-aapi ang kasaysayan ng grupong Mangyan. Sa panahon ng pananakop ng mga kolonyalistang Kastila kinamkam ang kanilang mga lupain sa pamamagitan ng pagkonsentra ng malalawak na lupain na ipinatupad sa sistemang enkomyenda at asyenda. Naging mas matingkad ito sa panahon ng pananakop ng mga Amerikano kung saan ipinatupad ang pagrerehistro ng pribadong pag-aari ng lupa.

Naging higit na institusyunalisado ang pagtataboy sa kanila sa panahon ng pagtatatag ng papet na rehimen na nagpatupad ng mga batas na tahasang nagpapalayas sa kanila sa mga lupang sinasaka at pinagyayaman. Tuluyan silang naitaboy papunta sa mga lupaing prontera at porestal sa isla sa pamamagitan ng mapanlokong sistema ng pagpapatitulo na may katambal na pamumuwersa at pandarahas. Ngayon, maging ang kanilang lupang ninuno ay nais kamkamin ng mga lokal na naghaharing-uri at mga mapaminsalang dayuhang korporasyon sa pagmimina.

Nakararanas din ang mga Mangyan ng matitinding pagsasamantalang pyudal at malapyudal. Nananatiling maliitan, hiwa-hiwalay at atrasado ang paraan ng kanilang pagsasaka na isa sa mga dahilan kung bakit lubha silang bulnerable sa pagsasamantala. Patuloy na binabarat ang presyo ng kanilang mga produktong bukid tulad ng mais, saging, niyog at mga halamang ugat. Pinapatawan ng mga mamimili ang kanilang mga produkto ng mga hindi makatwirang kaltas tulad ng resiko, talsik at panilyo.

Samantala, ang mga Mangyan na nagtatrabaho nang arawan bilang mga manggagawang bukid sa mga lupang sakahan ng mga di katutubo ay tumatanggap ng mas mababang sahod kumpara sa sinasahod ng mga di katutubo sa parehas na kalidad ng trabaho. Sa panahon naman ng mga kagipitan o *tagkiriwi , napipilitan ang mga Mangyan na ibenta at isangla ang kanilang lupa sa mga usurero o mayamang magsasaka na nagreresulta sa pagkawala ng kanilang lupang sakahan at mga kaingin. Patuloy din silang pinagkakaitan ng



mga batayang serbisyong panlipunan katulad ng serbisyong pangkalusugan at edukasyon.

Gumagampan ang reaksyunaryong gubyerno bilang pangunahing mangangamkam ng lupain ng mga Mangyan sa pamamagitan ng pagsaklaw sa libu-libong ektaryang lupaing ninuno sa mga diumano'y proyektong pangkaunlaran na sa esensya ay mga iskema ng pang-aagaw ng lupa tulad ng National Greening Program, *renewable energy projects* at pamamahagi ng mga *pasture lease agreement* sa mga malalaking PML para sa mga pastuhan at pagpapapasok ng malalaki at dayuhang mina. Ginagamit ng reaksyunaryong gobyerno ang mga korte, kulungan at ang mersenaryong AFP-PNP-CAFGU upang dahasin at pasipikahin ang mga Mangyan habang ang mga ahensya tulad ng National Commission for the Indigenous People at mga pribadong *non-government organizations*, lokal man o internasyunal ay instrumento upang linlangin at pahupain ang diwang palaban ng mga Mangyan.

Liban dito, biktima rin ang mga katutubong Mangyan ng matinding pandarahas ng estado. Hinahalihaw, pinagbabaril, at binobomba ng mga militar ng estado ang kanilang mga komunidad, kabuhayan, at mga sagradong lugar. Nito lamang Abril 29 hanggang Mayo 4, walang habas na pinaulanan ng bala, kinanyon ng *howitzer* at binomba ang mga komunidad ng mga Mangyan sa mga sityo ng Brgy. Monteclaro, San Jose, Occidental Mindoro at Brgy. Lisap, Bongabong, Oriental Mindoro ng pinagsanib na pwersa ng 203rd Infantry Brigade PA at PNP-MIMAROPA. Samantala, sapilitang pinasuko ng AFP ang 32 na mga residente ng mga nasabing barangay.

**Rebolusyon para sa sariling pagpapasya**

Walang dudang mahigpit na niyayakap at isinusulong ng mga Mangyan ang demokratikong rebolusyong bayan dahil ito lamang ang tunay na nagtataguyod sa kanilang karapatan sa sariling pagpapasya at lupaing ninuno. Idinulot ng rebolusyon ang pagtaas ng antas ng kanilang pampulitikang kamulatan at pagkakaisa upang iambag ang kanilang mga sarili at pinakamabubuting anak sa pagsusulong ng armadong pakikibaka.

Mabilis nilang nagagap ang katumpakan ng demokratikong rebolusyon dahil sa mga tagumpay na ibinunga ng pagsusulong ng rebolusyong agraryo (RA). Naipagtagumpay nilang mapalaya ang libu-libong ektaryang lupain ng mga magsasaka at Mangyan mula sa kontrol ng mga panginoong maylupa habang tuluy-tuloy na isinusulong pa ang mga laban para sa minimum at maksimum na programa ng RA.

Puhunan ng mga Mangyan ang inabot na lakas at nakamit na mga tagumpay ng rebolusyonaryong kilusan sa isla. Kinikilala sila bilang isang espesyal na grupo na may partikular na halaga sa rebolusyong Pilipino. Mula pa noong panahon ng pagpupundar ng Partido sa Mindoro, malaking papel na ang kanilang ginampanan at hanggang ngayon nananatiling mahalaga ang kanilang partisipasyon at pagkilos para sa pagtatagumpay ng rebolusyon. Kasama sila sa milyun-milyong mamamayang Pilipino na sabay-sabay na susulong upang ipagwagi ang demokratikong rebolusyon at kamtin ang lipunang ganap na malaya at makatarungan. K

**tagkiriwi- popular na termino na gamit para sa mga buwan ng taghirap dahil sa kawalan ng pagkain at kabuhayan dulot ng matinding tagtuyot.*

BANTAY KARAPATAN



## 4th IB at 203rd Brigade, walang tigil sa pandarahas sa mga Mangyan

Matapos ang istraping, pagkakanyon at pambobomba sa komunidad ng mga Mangyan noong Abril 29 hanggang Mayo 4, ikinasa naman ng 4th Infantry Battalion at 203rd Brigade ng Philippine Army ang tuluy-tuloy na operasyong pananakot, say-ops at pagpapasuko sa hanay ng mga katutubo sa Barangay Monteclaro, San Jose, Occidental Mindoro at Barangay Lisap, Bongabong, Oriental Mindoro.

Sa pinakahuling tala, 32 sibilyan mula sa dalawang barangay ang iligal na hinuli ng mga sundalo at dinala sa kampo upang sapilitang pasukuin.

Sapilitang dinala sa kampo militar ng mga elemento ng 4th IB ang 12 katutubo mula sa Sityo Mantay, Barangay Monteclaro noong Mayo 5.

Sa loob ng kampo ay dumaan ang mga Mangyan sa interogasyon, paninindak, at pamimilit na pumirma sa mga papeles na nagsasabing sila ay mga Pulang mandirigma. Pinakain ng mga sundalo ang mga katutubo ng sardinas na binudburan ng maraming sili at niluto sa kaserolang pakainan ng hayop. Dinetine ng mga sundalo ang katutubo sa loob ng dalawang araw.

Samantala, hanggang ngayon ay hindi pa makabalik ang mga residente ng Sityo Buswak, Barangay Lisap sa kanilang mga tahanan dahil sa takot na idinulot ng matinding operasyong militar. Mula sa higit 30 pamilya ay lima na lamang ang natira sa sityo.

Mariing kinundena ni Patnubay de Guia, tagapagsalita ng NDF-ST ang 4th IB at 203rd Brigade sa ginawa nitong pandarahas sa mga katutubo at panghahalihaw sa kanilang komunidad. Tinuligsa niya ang kampanyang pagpapasuko sa ngalan ng Enhanced Comprehensive Local Integration Program (E-CLIP) na pinangtatakip ng rehimen sa maramihang iligal na pang-aaresto nito sa mga katutubo. K



## Mayo Uno 2019, ibinandera ang pamumuno ng proletaryado sa pambansa-demokratikong pakikibaka

Halos sampung libong manggagawa at mamamayan ng Timog Katagalugan ang nagtipon sa ika-116 taong paggunita ng Araw ng Paggawa sa iba't ibang bahagi ng rehiyon. Dala nila ang panawagang singilin ang rehimeng US-Duterte sa pasistang atake nito sa mamamayan.

Sa temang "Ipagbunyi ang ika-50 taong pamumuno ng uring manggagawa sa pambansa-demokratikong pakikibaka ng mamamayan! Pamunuan ang paglaban at pagbigo ng mamamayan sa pasismo at mga neoliberal na patakaran ng rehimeng US-Duterte!" ginunita ng mga nagkilos-protesta ang 50 taon ng pambansa-demokratikong paglaban ng mamamayan at ang pamumuno ng uring manggagawa sa pamamagitan ng Partido Komunista ng Pilipinas.

Ipinamalas ng mga manggagawa at iba pang sektor ang kanilang mga talento sa pamamagitan ng Sining Proletaryo Festival na bahagi ng programa ng Mayo Uno. Ipinarada ng mga lumahok ang iba't ibang likhang sining na nagpapakita ng mga mayor na laban ng mga manggagawa tulad ng paglaban sa kontraktwalisasyon, pagsusulong ng umento sa sahod at pagtatayo ng mga unyon ng mga manggagawa.

Sa buong rehiyon, umabot sa 8,801 ang nagsagawa ng mga programa at nagkilos-protesta noong Mayo Uno. Bukod sa panrehiyong pagkilos sa Calamba, Laguna, nagkaroon rin ng mga pagkilos sa Lipa City, Batangas at sa mga probinsya ng Rizal at Quezon. Nagsagawa rin ng pagkilos ang 3,000 manggagawa ng EMI Yazaki sa labas ng kanilang pagawaan sa bayan ng Imus, Cavite. K






## Adyenda ng mga katutubo at Mindoreño, inihapag sa Mangyan Day 2019

Dinaluhan ng higit 1,000 katutubong Mangyan at Mindoreño ang sabayang paggunita ng Mangyan Day sa Oriental at Occidental Mindoro noong Mayo 10, kung saan ipinahayag nila ang kanilang mga hinaing hinggil sa lupa, karapatan, kabuhayan at pagtatanggol sa kalikasan.

Naging okasyon rin ang Mangyan Day upang ihapag ang Mangyan at People's Agenda sa mga tumatakbong kandidato sa eleksyon 2019. Hinamon rin ng mamamayan ang mga tradisyunal na pulitiko na pumirma sa Kasunduan Kontra-Mina bilang pakikiisa sa pagtutol ng mamamayan sa malakihan at mapanirang pagmimina sa isla ng Mindoro.

Sa Oriental Mindoro, halos 300 tao mula sa mga bayan ng Bongabong Bansud, Mansalay, Roxas, Socorro, Victoria at lungsod ng Calapan ang lumahok sa pagkilos. Noong Mayo 9 ay tumulak na ang caravan ng mamamayan patungong Calapan City kung saan inilunsad ang programa para sa Mangyan Day 2019.

Saglit na naantala ang pagkilos nang harangin ng mga elemento ng 203rd Infantry Brigade at PNP-MIMAROPA ang caravan pagdaan nito sa Bongabong noong Mayo 9. Sa paggigiit ng mga kalahok ay walang nagawa ang sundalo at pulis kundi patuluyin ang caravan.

Tagumpay ring idinaos ang Mangyan Day sa Occidental Mindoro na nagtipon sa higit 800 mamamayan mula sa Sablayan, San Jose, Magsaysay, Calintaan, Sta. Cruz, Mamburao, Abra de Ilog at Paluan. Naging tampok na aktibidad ang pagpirma ng mga kalahok sa isang malaking tarpaulin na naglalaman ng Kasunduan Kontra-Mina kasama ang ilang lokal na pulitiko. K

*Sa Bayaning Maubanin,*

# Pulang Saludo, Ka Anghel*

*ni Adel Serafin*

Laging hitik ang iyong kuwento
ng mga karanasan at pakikibaka,
mula sa iyong simpleng bayang pinagmulan,
sa pinakamamahal mong Mauban…
At iisa-isahin kung paano nagsimula ang laban,
naitayo ang samahan
at bumulwak ang pagkakaisa
laban sa mapangwasak na planta
noong dekada '90…

Sa tuwina'y punong puno ng kasiyahan
at entusyasmo ang iyong mga kuwento.
Langkap ang sinseridad sa bawat paglalarawan,
kung bakit nagpasyang tumangan
sa landas ng armadong paglaban…

Simpleng tao, anak ng karalitaan
hindi tanggapin sa simbahan, dahil walang rehistro man lamang…
Tiyak kung nabubuhay ka, papalatak ka na lang
at sasabihing '*malupit talaga ang mkmp na lipunan!'*
Minsan sa isang talakayan ay litong-lito
nakakunot ang noo at wari bang gulong-gulo
at ikaw ay nakakaaliw na nagrehistro
sabay sabing 'ang salitang *conscious*, *kasama, ano ba'ng ibig sabihin nito?'*
Sa simpleng salitang mulat ang pakahulugan,
tulad mong laging mulat sa disiplina at patakaran..
Laging mapagbantay sa sariling kahinaan,
dahil hangad mo'y mapabuti ang iyong paggampan…

Anumang gawain, iyong tinatanganan.
Kung walang ibig pumasan,
Nagpi-prisinta nang buong kahandaan…
Ang pag-alalay at pag-unawa,
ang lagi mong nasa diwa.
Ika mo nga'y bilang *'mas nakatatanda,'*
tayo ang mag-aakay sa nakababata…

Minsan ay inabot din ng iyamot
at may emosyong humuhulagpos.
Nang minsang abutin nang hatinggabing paglalakad,
sa unang pagkakataong ikaw ang nagkumand
at ang mga kasama ay may kakulitang singkad,
Parang batang nagtatampo sa ilalim ng buwan
at mangiyak ngiyak na nagsasabing *'ako'y maging mandirigma na din lang.'*
Sapagkat dumating sa iyo ang tungkuling iniatang,
sa panahong ika'y maedad na at may limitasyong iniinda
ngunit matapos mapaliwanagan, muling sumigla at naunawaan
na ang paggampan ng tungkulin ay wala sa edad o gulang
bagkus nasa diwang handang laging tumangan…

Paano ka ba namin makakalimutan?
kung sa aming isipan,
buhay na buhay ang kengkoy mong larawan
kapag seryoso at mabigat na ang usapan
bigla kang magpapatawa sa simple mong paraan…
kapag nasa panahon nang kagipitan,
hindi ka na kailangan pang sabihan…
di ba't nang minsan ngang napalaban,
kahit nagmamarakulyo ang iyong tiyan,
walang pasubali kang umahon at tinulungan
ang mga kasamang unang napaharap sa kalaban…
kahit sa panahon ng mahahabang lakaran,
ang mga mahihina't may limitasyong kasama  ay laging inaalalayan;
kahit ikaw din mismo ay pinahihirapan
ng iyong tuhod na sinisingil na ng katandaan
ngunit lagi mong sasabihing,
*'hindi katandaan, bagkus simpleng nagkaka-edad lamang…'*

Minsang naghihintay ng dilim bago ang paglalakbay,
habang nagkakantahan sa ilalim ng kalbong puno ng madre kakaw,
iyong ibinabahagi ang masalimuot na karanasan.
Kung paanong sinubok ng pasistang kaaway ang iyong katatagan,
ang dinanas na pagsubok at kahirapan ng iyong pamilya
sa panahong pinili mo ang mamuhay at maglingkod sa piling ng masa.
Punong-puno ng puso ang bawat kuwento,
at sa dulo'y sasabihin mong malupit talaga ang estado
Pero kamo nga ay '*Salamat sa Partido…'*
at nalagpasan mong lahat ang hagupit na ito…

Napakarami pang kuwento, Ka Anghel
ang maibabahagi ng bawat isang kasama at masa
na iyong pinasaya at pinataas ang diwa…
Ramdam namin ang dalamhati at pagkaulila
ngunit batid namin na bawat oras ikaw ay nakahanda
at ang sabi mo nga lagi *'basta't lalaban ka hanggang sa huling hininga…'*
at di na papayag pang mahawakan muli ng mga pasista…
Kaya't sinikap nang lahat na ikaw ay maipagkait,
sa berdugong kaaway na minsan sa iyong nagpiit…
Hanggang sa wakas ikaw ay makauwi,
taglay ang pinakamataas na pagpupugay sa isang bayani,
sa bayaning Maubanin, dakilang Martir ng Sambayanan…
para sa iyong huling tungkulin,
tulad ng laging bukambibig,
*"Kung saan ako italaga ng Partido, doon ako…"*
at ngayon ay tanggapin mo ang huling atas,
ang matanghal na inspirasyon ng masa ng sambayanan
na buong puso't buhay mong pinagsilbihan
nang walang anumang bahid-alinlangan.
Saan mang lalawigan ng Timog Katagalugan,
Na iyong kinilusan at magiting na pinaglingkuran,
Ikaw ay bayaning di kailanman malilimutan!

---

**Si Domingo 'Ka Anghel' Razo ay namartir sa labanan sa Sitio Maquitib, Brgy. Quipot, San Juan, Batangas noong Abril 29, 2019. Hanggang sa huling mga araw ni Ka Anghel, ikinukuwento niya ang mayaman at matitingkad na karanasan ng pagkakabuo ng MAUBANIN, isang samahang nabuo sa panahon ng paglaban sa pagtatayo ng plantang karbon bunsod ng mapangwasak na epekto nito sa mamamayan at kung paano siya naging kabahagi nito sa pagsisimula ng kanyang pagkamulat at pagkaorganisa.*